ANG

PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-KAISIPANG MAO TSETUNG



Tanging Pabalita

Oktubre 29, 1971

## HINGGIL SA PAGPAPANUMBALIK NG MGA LEHITIMONG KARAPATAN NG REPUBLIKANG BAYAN NG TSINA SA MGA BANSANG NAGKAKAISA

Itinuturing ng Partido Komunista ng Pilipinas ang pagpapanumbalik ng mga lehitimong karapatan ng Republikang Bayan ng Tsina sa Mga Bansang Nagkakaisa at ang kaakibat na pagpapatalsik sa impostor na pangkating Chiang Kai-shek bilang isang dakilang tagumpay ng linya ng Tagapangulong Mao Tsetung sa suliraning panlabas, isang pagpapahayag ng laging matagumpay na pagsasagawa ng rebolusyon sa mga suliraning panloob ng Tsina.

Ang tagumpay na ito ay tagumpay ng sambayanang Tsino gayundin ng mga mamamayan ng daigdig, kabilang ang sambayanang Pilipino. Ito ay isa ring napakalaking kabiguan ng imperyalismong Amerikano at lahat ng pusakal na puwersang reaksiyonaryo na ngayo'y nakakakitang ang kanilang mga maling haka-haka at kapaimbabawan ay tinatalikdan ng mga mamamayan ng daigdig at ng mga bayang-kasapi ng Mga Bansang Nagkakaisa.

Sinabi ng Tagapangulong Mao, "Ang kasalukuyang kalagayang ang Estados Unidos ang kumukontrol sa nakararami sa Mga Bansang Nagkakaisa at naghahari sa maraming dako ng daigdig ay pansamantala lamang, at ito'y tuluyang magbabago."

Ang malaking suportang ibinigay sa resolusyon ng Albanya, sa Republikang Bayan ng Tsina bilang tanging kinatawan ng sambayanang Tsino, ay nagpapakita sa lahat na ang dalawang bayang sukdulan ng lakas, ang imperyalismong Amerikano at ang sosyal-imperyalismong Sobyet, ay hindi na makapagmamanipula sa Mga Bansang Nagkakaisa at sa mga suliraning pandaigdig nang hindi nakakatagpo ng malakas at epektibong oposisyon.

Ang Republikang Bayan ng Tsina, bilang isang makapangyarihan at matatag na bayang sosyalista at kumakatawan sa sangkapat ng buong populasyon ng daigdig, ay lubusang nagtataguyod sa pambansang soberaniya at mga rebolusyonaryong pakikibaka ng lahat ng mamamayan. Siya'y nangangakong hindi kailanman magiging isang bayang sukdulan ng lakas at sa katunaya'y laging tumututol sa mapambulas na asal at taktika ng mga bayang sukdulan ng lakas.

Ang pagpapanumbalik ng mga lehitimong karapatan ng Republikang Bayan ng Tsina sa Mga Bansang Nagkakaisa at ang kaakibat na pagpapatalsik sa pangkating Chiang Kai-shek sa nabanggit na samahang pandaigdig ay palatandaan ng mas marami at higit na kapahapahamak na pagkatalong tatanggapin ng imperyalismong Amerikano at lahat ng pusakal na puwersang reaksiyonaryo. Ang mga hangal lamang ang hindi marunong kumilala sa dumadaluyong na pandaigdigang kilusang anti-imperyalista, sa ganap na bangkarote at nahihiwalay na posisyon ng mga puwersa ng imperyalismo at reaksiyon at sa paglawak ng pandaigdigang nagkakaisang prente laban sa imperyalismo.

(sa likod)

PAHAYAGAN NG PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS
PINAPATNUBAYAN NG
MARXISMO-LENINISMO-KAISIPANG MAO TSETUNG




Tanging Pabalita — Oktubre 29, 1971

## HINGGIL SA PAGPAPANUMBALIK NG MGA LEHITIMONG KARAPATAN NG REPUBLIKANG BAYAN NG TSINA SA MGA BANSANG NAGKAKAISA

Itinuturing ng Partido Komunista ng Pilipinas ang pagpapanumbalik ng mga lehitimong karapatan ng Republikang Bayan ng Tsina sa Mga Bansang Nagkakaisa at ang kaakibat na pagpapatalsik sa impostor na pangkating Chiang Kai-shek bilang isang dakilang tagumpay ng linya ng Tagapangulong Mao Tsetung sa suliraning panlabas, isang pagpapahayag ng laging matagumpay na pagsasagawa ng rebolusyon sa mga suliraning panloob ng Tsina.

Ang tagumpay na ito ay tagumpay ng sambayanang Tsino gayundin ng mga mamamayan ng daigdig, kabilang ang sambayanang Pilipino. Ito ay isa ring napakalaking kabiguan ng imperyalismong Amerikano at lahat ng pusakal na puwersang reaksiyonaryo na ngayo'y nakakakitang ang kanilang mga maling haka-haka at kapaimbabawan ay tinatalikdan ng mga mamamayan ng daigdig at ng mga bayang-kasapi ng Mga Bansang Nagkakaisa.

Sinabi ng Tagapangulong Mao, "Ang kasalukuyang kalagayang ang Estados Unidos ang kumukontrol sa nakararami sa Mga Bansang Nagkakaisa at naghahari sa maraming dako ng daigdig ay pansamantala lamang, at ito'y tuluyang magbabago."

Ang malaking suportang ibinigay sa resolusyon ng Albanya, sa Republikang Bayan ng Tsina bilang tanging kinatawan ng sambayanang Tsino, ay nagpapakita sa lahat na ang dalawang bayang sukdulan ng lakas, ang imperyalismong Amerikano at ang sosyal-imperyalismong Sobyet, ay hindi na makapagmamanipula sa Mga Bansang Nagkakaisa at sa mga suliraning pandaigdig nang hindi nakakatagpo ng malakas at epektibong oposisyon.

Ang Republikang Bayan ng Tsina, bilang isang makapangyarihan at matatag na bayang sosyalista at kumakatawan sa sangkapat ng buong populasyon ng daigdig, ay lubusang nagtataguyod sa pambansang soberaniya at mga rebolusyonaryong pakikibaka ng lahat ng mamamayan. Siya'y nangangakong hindi kailanman magiging isang bayang sukdulan ng lakas at sa katunaya'y laging tumututol sa mapambulas na asal at taktika ng mga bayang sukdulan ng lakas.

Ang pagpapanumbalik ng mga lehitimong karapatan ng Republikang Bayan ng Tsina sa Mga Bansang Nagkakaisa at ang kaakibat na pagpapatalsik sa pangkating Chiang Kai-shek sa nabanggit na samahang pandaigdig ay palatandaan ng mas marami at higit na kapahapahamak na pagkatalong tatanggapin ng imperyalismong Amerikano at lahat ng pusakal na puwersang reaksiyonaryo. Ang mga hangal lamang ang hindi marunong kumilala sa dumadaluyong na pandaigdigang kilusang anti-imperyalista, sa ganap na bangkarote at nahihiwalay na posisyon ng mga puwersa ng imperyalismo at reaksiyon at sa paglawak ng pandaigdigang nagkakaisang prente laban sa imperyalismo.

(sa likod)

Ang imperyalismong Amerikano at militaristang Hapones ay mga hangal na hindi makatanggap ng kanilang pagkabangkarote, patuloy na sumasalungat sa mga puwersang rebolusyonaryo at nagpapalubha ng kanilang kalagayan sa paglipas ng mga araw. Sa kabila ng kanilang napakalaking kabiguan sa Mga Bansang Nagkakaisa, patuloy na buong kapalaluang ipinaglalako pa nila ang mga anti-Tsinang kahangalang tulad ng "dalawang Tsina", "isang Tsina, isang Taiwan", "kilusan sa kasarinlan ng Taiwan" at iba pa. Patuloy na nagmamaniobra ang mga halimaw na ito para panghimasukan ang soberaniya ng Tsina at labagin ang banal na teritoryo ng Tsina. Sa bagay na ito'y patuloy na minamanipula rin nila ang panloob at panlabas na patakaran ng reaksiyonaryong pamahalaan ng Pilipinas laban sa Republikang Bayan ng Tsina.

Ang Taiwan ay isang lalawigan at di-maihihiwalay na bahagi ng Tsina. Ang pagpapalaya sa Taiwan ay isang suliraning panloob ng Tsina at ng sambayanang Tsino. Ang mga mamamayan ng daigdig at ng Mga Bansang Nagkakaisa ngayon ay papuring kumikilala sa katotohanang ito. Ang imperyalismong Amerikano ay walang mapagpipilian liban sa madaliang umalis sa Taiwan at ganap nang itigil ang pagtataguyod sa malaon nang di-naililibing na bangkay-sa-pulitikang pangkating Chiang Kai-shek. Ang determinasyon ng Tsina at ng sambayanang Tsino na palayain ang Taiwan ay hindi kailanman dapat hamakin.

Sa diwa ng proletaryong internasyonalismo, ipinahahayag ng Partido Komunista ng Pilipinas ang pinakamilitanteng rebolusyonaryong pagtataguyod sa Republikang Bayan ng Tsina at sa sambayanang Tsino sa kanilang disididong pagsisikap na palayain ang Taiwan. Ang sambayanang Pilipino ay lubusang nagmamalasakit sa pagpapalaya sa Taiwan at laging handang pag-ibayuhin ang kanilang rebolusyonaryong pakikibaka bilang pagkatig sa kanilang mga kalapit na kapatid-bayan. Nananawagan sa atin ang Tagapangulong Mao, "Mga mamamayan ng buong daigdig, lalong mahigpit na magkaisa at maglunsad ng patuloy at matatag na pagsalakay sa ating panlahatang kaaway, ang imperyalismong Amerikano, at laban sa mga kasabwat nito!"

Para sa KOMITE SENTRAL
PARTIDO KOMUNISTA NG PILIPINAS

(Lagda) Amado Guerrero, Tagapangulo